# FOURTH SUNDAY IN ORDINARY TIME

## Preaching to Your Family

And he said, "Amen, I say to you, no prophet is accepted in his own native place." Luke 4:24

Sharing the Gospel with your family is not always as easy as sharing it with a stranger. Conversely, listening to the Gospel message from a family member is not always as easy as hearing it from someone else. Why is that?

It may be that familiarity with another, such as the familiarity we have with family members, can tempt us to lack a certain confidence in their convictions and in their Christian witness. Though this is certainly not true of every relationship we have, it can be the case with some. Children, at times, will not put as much confidence in the words of a parent as they may another. Siblings may not be as open to advice from each other as they are from other people.

Perhaps one of the reasons for this experience is that we are often far more critical of those we know well than those we do not know. It's easy to allow our long history of personal experience to hinder our openness toward family members. This is especially the case with the negative experiences we have had over the years. So often, we hold onto negative experiences and hurts from year to year and we allow those experiences to become a filter for anything that a family member says or does.

This statement from Jesus, that "no prophet is accepted in his own native place," should challenge us to make sure we do not fall into this tendency. We should do what we can to make sure that we do accept the prophetic witness shared with us from our own family members.

**The best way to do this is to make sure that we regularly strive to purge any "baggage" we carry in those relationships. Very often, we carry the baggage of hurt, anger and resentment without even realizing it. We also easily focus in on the weaknesses of family members since we easily witness their weaknesses as a result of being close to them.**

**Reflect, today, upon your family. Reflect, especially, upon whether you allow yourself to look beyond their weaknesses and sins so as to see the goodness of God at work in their lives. There is much that God wants to say to you through them. Make sure you have not closed that door and are willing to accept them as a messenger of the Gospel.**

*Dearest Lord, I thank You for my family. I thank You for the gift that they have been in my life. Help me to daily show mercy and forgiveness to them as needed. Help me to daily be open to Your voice speaking through them. Jesus, I trust in You.*

**MYCATHOLIC.LIFE**

**Ika-30 ng Enero, Linggo IV**

# IKA-4 NA LINGGO SA KARANIWANG PANAHON

## Panalangin Sa Umaga

### PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

### PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Halina at sambahin ang Panginoon dahil tayo ang kanyang bayan, ang kawang kanyang pinapastulan.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

## AWIT

Aawitin ng lahat, awit ng pagkabuhay,
Na pumawi sa dusa't dilim ng kamatayan.
Panahon ay lilipas, ang D'yos lang ang may alam,
Ang tao'y magigising, bagong kapayapaan.

Biyayang kay dakila, di malirip na galak,
Ang Diyos ang nangako, si Kristo ang naghayag,
Kaligtasan ay dulot, langit ang inilahad,
Ngayon ay naghihintay, sa mga iniligtas.

Buhay na walang hanggan, lahat ay nagdiriwang,
Mga propeta't banal, patriarka at paham,
Bayang may pananalig, handog ay kalangitan,
Halina't makiisa, sa piging ng Maykapal.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Purihin ang Panginoon pagkat hindi mabibigo ang kanyang kabutihan.

**Salmo 118**

*(Awit ng kagalakan para sa kaligtasan)*

O pasalamatan ang Diyos na PANGINOON, pagkat siya'y mabuti;
Ang kanyang pag-ibig ay napakatatag at mananatili.

Ang taga-Israel, bayaang sabihi't kanilang ihayag,
"Ang pag-ibig ng Diyos, ay hindi kukupas."
Mga saserdote ng Diyos na PANGINOON, bayaang magsaysay:
"Ang pag-ibig ng Diyos, walang katapusan."
Lahat ng may takot sa Panginoong Diyos, dapat magpahayag,
"Ang pag-ibig niya'y hindi magwawakas."

Nang ako'y magipit,
Ang Diyos na PANGINOON ay aking tinawag;
Sinagot n'ya ako't kanyang iniligtas.
Kung itong PANGINOON, ang aking kasama at laging kapiling,
Walang pagkatakot sa aking darating.
Ang PANGINOON ang siyang sa aki'y tumutulong laban sa kaaway,
Malulupig silang aking mamamasdan.

Mabuting di hamak, na doon sa PANGINOON magtiwala ako,
Kaysa panaligan yaong mga tao.
Higit ngang mabuting ang pagtitiwala'y sa PANGINOON ibigay,
Kaysa pamunuan ang ating asahan.

Sa aking paligid laging gumagala ang mga kaaway,
Winasak ko sila at lakas ng PANGINOON ang naging patnubay,
Kahit saang dako ako naroroon ay nakapaligid,
Winasak ko sila sapagkat ang PANGINOON ay nasa aking panig.
Ang katulad nila ay mga bubuyog na sumasalakay;
Dagliang nasunog, sa apoy nadarang;
Winasak ko sila sapagkat ang PANGINOON ang aking patnubay.

Sinalakay ako't halos magtagumpay ang mga kaaway,
Dahilan sa PANGINOON, sila'y napipilan.
Dahilan sa PANGINOON, ako'y pinalakas, at ako'y tumatag;
Siya, sa buhay ko, ang Tagapagligtas.
Dinggin ang masayang sigawan sa tolda ng mga hinirang:

"Ang PANGINOON ay siyang lakas na patnubay!
Ang lakas ng PANGINOON ang siyang nagdulot ng ating tagumpay,
Sa pakikibaka sa ating kaaway."
Aking sinasabing di ako papanaw, mabubuhay ako
Upang isalaysay ang gawa ng PANGINOONG Diyos ko.
Pinagdusa ako at pinarusahan nang labis at labis,
Ngunit ang buhay ko'y di niya pinatid.

Ang mga pintuan ng banal na templo'y inyo ngayong buksan,
Ako ay papasok, at itong PANGINOON pupurihan.
Ito yaong pintong pasukan ng PANGINOON, ang Panginoong Diyos;
Tanging ang matuwid ang pababayaang doo'y makapasok!
Aking pinupuri Ikaw, O PANGINOON, yamang pinakinggan,
Dininig mo ako't pinapagtagumpay.

Ang batong natakwil ng nangagtatayo ng tirahang bahay,
Sa lahat ng bato'y higit na mahusay.
Ang lahat ng ito ang nagpamalas ay ang Diyos na PANGINOON,
Kung iyong mamasdan ay kawili-wili!
O kahanga-hanga ang araw na itong ang Diyos ang nagbigay,
Tayo ay magalak, ating ipagdiwang!

Kami ay iligtas, tubusin mo, PANGINOON, kami ay iligtas,
At pagtagumpayin sa layuni't hangad.
Ang pumaparito sa ngalan ng PANGINOON ay pagpapalain;
Magmula sa templo, mga pagpapala'y kanyang tatanggapin!
Ang PANGINOON ang Diyos, pagkabuti niya sa mga hinirang.

Tayo ay magtaglay ng sanga ng kahoy, simulang magdiwang
At tayo'y lumapit sa dambanang banal.
Ikaw ay aking Diyos, kaya naman ako'y nagpapasalamat;
Ang pagkadakila mo ay ihahayag.
O pasalamatan ang Diyos na PANGINOON, pagkat siya'y mabuti;
Ang kanyang pag-ibig ay napakatatag at mananatili.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Purihin ang Panginoon pagkat hindi mabibigo ang kanyang kabutihan.

**Antipona 2:** Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat ng mga nilikha.

**Awit: Daniel 3:52-57**

*(Purihin ang Panginoon ng lahat ng nilikha)*

Pinupuri ka namin, PANGINOON, Diyos ng aming mga ninuno;
Karapat-dapat kang ipagdangal at dakilain magpakailanman.

Purihin ang iyong banal at maluwalhating pangalan,
Nararapat purihin at ipagdangal magpakailanman.

Purihin ka sa iyong banal at marangal na tahanan;
Lubhang karapat-dapat kang awitan at dakilain magpakailanman.

Mula sa iyong luklukan sa ibabaw ng mga kerubin,
Nakikita ko ang kalaliman, ang daigdig ng mga patay.
Karapat-dapat kang purihin at dakilain magpakailanman.

Purihin ka, na nakaluklok sa maringal mong trono,
Karapat-dapat kang awitan at dakilain magpakailanman.

Purihin ka sa buong sangkalangitan;
Karapat-dapat kang awitan at dakilain magpakailanman.

Purihin ninyo ang PANGINOON, kayong lahat ng mga nilikha,
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat ng mga nilikha.

**Antipona 3:** Purihin ang Diyos ng lahat ng nilalang.

**Salmo 150**

*(Purihin ang Panginoon)*

Purihin ang PANGINOON!
Sa banal na templo, ang Diyos ay awitan,
Purihin sa langit ang lakas na taglay;
Siya ay purihin sa kanyang ginawa,
Siya ay purihin, sapagkat dakila.

Purihin sa tugtog ng mga trumpeta,
Awitan sa saliw ng alpa at lira!
Sa tugtog ng tambol, magsayaw, purihin,
Mga alpa't plauta, lahat ay tugtugin!

Ang Diyos ay purihin sa tugtog ng pompiyang,
Sa lakas ng tugtog siya'y papurihan;
Purihin ang PANGINOON ng mga nilalang!
Purihin ang PANGINOON!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Purihin ang Diyos ng lahat ng nilalang.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(2 Timoteo 2:8, 11-13)*

Alalahanin mo si Hesukristo, ang nagmula sa angkan ni David at ang muling nabuhay. Ito ang Mabuting Balitang ipinangangaral ko. Narito ang kasabihang mapananaligan:

“Kapag tayo’y namatay na kalakip ni Hesukristo,
Walang salang mabubuhay na kasama niya tayo;
Kung tayo man ay magtiis ng hirap sa mundong ito,
Maghahari naman tayong kapiling ng ating Kristo;
Kapag siya’y itinakwil sa harapan ng mga tao
Pagdating ng takdang araw, itatakwil niya tayo.
Kung tayo ma’y hindi tapat, si Kristo ay tapat pa rin
Sapagkat ang sa kanya ay hindi niya itatakwil.”

## TUGUNAN

**Pinasasalamatan ka namin, O Diyos, habang ang ngalan mo’y aming tinatawag,**
— Pinasasalamatan ka namin, O Diyos, habang ang ngalan mo’y aming tinatawag.

**Ipinagbubunyi namin ang iyong kadakilaan,**
— habang ang ngalan mo’y aming tinatawag.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Pinasasalamatan ka namin, O Diyos, habang ang ngalan mo’y aming tinatawag.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Si Hesus ay pinuri ng lahat, at namangha sila sa kanyang napakahusay na pananalita.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Buksan ang inyong mga puso upang purihin ang Diyos na makapangyarihan at mabuti, sapagkat minamahal niya tayo at natatalos niya ang ating mga pangangailangan:**

*Kami'y nagpupuri at nagtitiwala sa iyo, Panginoon.*

Dinadakila ka namin, makapangyarihang Diyos at Hari ng sangnilikha, sapagkat kami'y tinawag mo noong makasalanan pa kami,
— upang kilalanin iyong katotohanan at maglingkod sa iyong kamahalan.

O Diyos, binuksan mo sa amin ang pintuan ng iyong habag,
— huwag mo kaming hayaang mawalay sa landas ng buhay.

Sa pagdiriwang namin ng pagkabuhay ng iyong minamahal na Anak,
— tulungan kaming gamitin ang araw na ito nang may galak.

Gawaran ang iyong sambayanan, Panginoon, ng diwa ng pagtanaw ng utang na loob,
— upang mapasalamatan ka sa lahat ng iyong mga kaloob.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,
tulungan mong buong puso ka naming mahalin
at mahalin ang aming kapwa
tulad ng iyong pag-ibig na hindi nagmamaliw.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**




## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalangin sa Takipsilim (II)

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Banal na pagmamahal, dakila ka sa lahat,
Ligaya ka ng langit, sa lupa ay naganap.
Sa aming mga tao, awa mo ay igawad,
Pagpapalang sagana, amin nawang matanggap.

Sa iyo nanggaling, lahat ng awa't habag,
Walang hanggang pag-ibig, Hesus 'yong ginaganap.
Halina't idulot mo, ang biyayang tumatag,
Upang manatili na kasama hanggang wakas.

Dakilain ang Ama, sa kanyang kapurihan
Na kasama ng Anak, at Espiritung Banal,
Di kayo mahahati, iisang Diyos lamang
Laging dadakilain at pasasalamatan.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Sa walang hanggang kaluwalhatian, bago pa man magbukang-liwayway ang liwanag sa lupa, hinirang na kita.

**Salmo 110:1-5, 7**
*(Ang Mesiyas, hari at pari)*

Sinabi ng PANGINOON,
Sa Hari ko't PANGINOON,
"Maupo ka sa kanan ko,
Hanggang ang kaaway mo
Ay lubos na mapasuko, pagkat iyong matatalo."

Magmula sa dakong Sion,
Ay palalawakin niya ang lupaing iyong sakop;
"At lahat ng kaaway mo'y
Sakupin at pagharian," gayon ang kanyang utos.

Sasamahan ka ng madla,
Kung dumating ang panahong lusubin ka ng kaaway;
Magmula sa mga bundok,
Lalabas at sasamahan ka ng mga kabataan.

Ang PANGINOON ay may pangako
Na ito'y tiyak mangyayari, ganito ang kanyang saysay:
"Katulad ni Melquisedec,
Gagawin kang saserdote, na hindi na wawakasan."

Ang PANGINOON ay naroroong
Nakaupo sa kanan mo, at pag siya ay nagalit,
Ang lahat ng mga hari ay tiyak na malulupig.

Sa batis sa lansangan,
Itong hari ay iinom, at sisigla ang katawan;
Sa lakas na tataglayin, matatamo ang tagumpay.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Sa walang hanggang kaluwalhatian, bago pa man magbukang-liwayway ang liwanag sa lupa, hinirang na kita.

**Antipona 2:** Mapalad ang mga nagugutom at nauuhaw sa kabanalan sapagkat bubusugin sila.

**Salmo 112**

*(Ang kasiyahan ng taong matuwid)*

Mapalad ang tao na may takot sa Diyos,
Siyang sumusunod nang buong alindog.
Ang kanyang lipi'y magiging dakila,
Pati mga angkan ay pinagpapala.

Magiging sagana sa kanyang tahanan
Katarungan niya'y walang katapusan.
Ang taong matuwid, may bait at habag,
Kahit sa madilim taglay ay liwanag.

Ang mapagpautang nagiging mapalad,
Kung sa hanapbuhay siya'y laging tapat.
Hindi mabibigo ang taong matuwid,
Di malilimutan kahit isang saglit.

Anumang balita'y hindi siya takot,
Matatag ang puso't may tiwala sa Diyos.
Wala siyang takot hindi nangangamba,
Alam na babagsak ang kaaway niya.

Mabait na lubha, lalo sa mahirap,
Ang pagiging mat'wid ay di nagwawakas,
Buong karangalan siyang itataas.

Kung makita ito ng mga masama,
Lumalayas silang mabagsik ang mukha;
Pagkat ang pag-asa'y lubos nang nawala.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Mapalad ang mga nagugutom at nauuhaw sa kabanalan sapagkat bubusugin sila.

**Antipona 3:** Purihin ang Diyos, kayong mga naglilingkod sa kanya, maging dakila at hamak.

**Awit: Pahayag19:1-7**

*(Ang kasal ng Kordero)*

Purihin ang PANGINOON!
Ang pagliligtas, ang karangalan,
At ang kapangyarihan ay tanging sa Diyos!
Matuwid at tama ang kanyang hatol!
Purihin ang PANGINOON!

Purihin ang PANGINOON!
Purihin ninyo ang ating Diyos,
Kayong lahat na mga lingkod niya,
Maging dakila at hamak,
Kayong may banal na takot sa kanya!
Purihin ang PANGINOON!

Purihin ang PANGINOON!
Sapagkat naghahari ang Panginoon,
Ang ating Diyos na Makapangyarihan sa lahat!
Dapat tayong magalak at magsaya.
Purihin ang PANGINOON!

Purihin ang PANGINOON!
Purihin natin ang kadakilaan niya
Dahil sa nalalapit na kasal ng Kordero.
Nakahanda na ang kasintahang babae.
Purihin ang PANGINOON!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Purihin ang Diyos, kayong mga naglilingkod sa kanya, maging dakila at hamak.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Hebreo 12:22-24)*

Ang nilapitan ninyo'y ang Bundok ng Sion at ang lungsod ng Diyos na buhay, ang Jerusalem sa langit, na kinaroroonan ng di-mabilang na anghel. Lumapit kayo sa masayang pagkakatipon ng mga ibinilang na panganay na nakatala sa langit. Lumapit kayo sa Diyos na hukom ng lahat, at sa mga espiritu ng mga taong banal na naroon na sa dakong inilaan sa kanila ng Diyos. Lumapit kayo kay Hesus, ang tagapamagitan ng bagong tipan at sa dugong nabubo, na ang isinisigaw ay kaiba sa isinisigaw ng dugo ni Abel.

## TUGUNAN

**Dakila ang ating Panginoon, siya ay makapangyarihan.**
— Dakila ang ating Panginoon, siya ay makapangyarihan.

**Walang kaparis ang kanyang karunungan,**
— siya ay makapangyarihan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Dakila ang ating Panginoon, siya ay makapangyarihan.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Namangha ang mga tao kay Hesus sapagkat nagturo siya sa kanila na parang isang maykapangyarihan.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Manalangin tayo nang may galak sa Panginoon na siyang pinagmumulan ng lahat ng mabubuting bagay:**

*Panginoon, dinggin mo ang aming panalangin.*

Ama at Panginoon ng lahat, isinugo mo ang iyong Anak sa lupa upang sa lahat ng dako'y luwalhatiin ang iyong ngalan,
— patatagin mo sa lahat ng bansa, ang pagiging saksi ng iyong Simbahan.

Tulutan kaming makasunod sa mga aral ng mga apostol na banal,
— at umayon sa katotohanang aming pinanaligan.

Tulad ng iyong pag-ibig sa mga bata,
— bigyan ng katarungan ang mga inaalimura.

Palayain ang mga sinisiil at bigyan ng paningin ang mga bulag,
— ibangon ang mga nalugmok at kalingain ang mga banyaga.

Tuparin ang iyong pangako sa mga nahimlay sa iyong kapayapaan,
— sa pamamagitan ng iyong Anak, gawaran sila ng muling pagkabuhay.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,
tulungan mong buong puso ka naming mahalin
at mahalin ang aming kapwa
tulad ng iyong pag-ibig na hindi nagmamaliw.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan
at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Kristo, ikaw lamang liwanag at ang araw
Na pumapawi sa gabi at kadiliman.
Ikaw ang nagniningning na Araw ng Maykapal,
Katuparan ng pagtubos sa sangkatauhan.

Alalahanin kaming mga abang nilalang,
Panginoon, kami nawa ay iyong pakinggan.
Hiling ay manahan ka sa aming pagkahimlay
Hanggang sa paggising sa pagbubukang-liwayway.

**Antipona:** Ang gabi'y di nagdudulot sa akin ng takot sapagkat ako'y nahihimlay sa pagtangkilik ng Diyos.

**Salmo 91**

*(Ligtas sa mapagkupkop na kalinga ng Diyos)*

Siyang naghahangad ng pagkupkop ng Kataas-taasan,
At nananatili sa kalinga niyong Makapangyarihan;
Makapagsasabi sa kanyang PANGINOON:
"Muog ka't tahanan,
Ikaw ang aking Diyos, ang Diyos na tangi kong pinagtiwalaan."

Ika'y ililigtas niya sa panganib, sa umang na bitag,
At kahit ano mang mabigat na salot di ka magdaranas.
Lulukuban niya sa lilim ng kanyang malabay na pakpak,
Sa kalinga niya ay natitiyak mo na ikaw ay ligtas.

Iingatan niya't ipagsasanggalang, pagkat siya'y tapat.
Pagsapit ng gabi, di ka matatakot sa anumang bagay,
Maging sa gagawing biglaang paglusob pagsapit ng araw.
Ni sa ano pa mang darating na salot pagkagat ng dilim,
Di ka matatakot sa kasamaan mang araw kung dumating.

Kahit na mabuwal sa iyong harapan ang sanlibong tao,
Sa iyong paligid ang bilang ng patay maging sampung libo;
Di ka matatakot, at natitiyak mong di ka maaano.

Ika'y nagmamasid at sa panonood iyong mamamasdan,
Yaong masasama ay makikita mong pinarurusahan.
Sapagkat ang PANGINOON ang iyong ginawang tagapagsanggalang,
At ang pinili mong mag-iingat sa 'yo'y Kataas-taasan,

Di mo aabuting ikaw'y mapahamak, at walang daratal
Kahit anong uring mga paghihirap sa iyong tahanan.
Susuguin niya ang maraming anghel, sila'ng susubaybay,
Kahit saang dako ikaw maparoon, tiyak iingatan.
Sa kanilang palad ay itatayo ka't, sila'ng magtataas
Nang hindi masaktan ang mga paa mo sa batong matalas.
Kahit ang tapakan mo ay mga leon, ahas na mabagsik,
Di ka maaano sa mga serpiyente't leong mababangis.

Ang sabi ng Diyos, "Aking ililigtas ang tapat sa akin,
At iingatan ko ang sinumang taong ako'y kikilanlin.
Pag sila'y tumawag, laging handa ako na sila'y pakinggan,
Aking sasamahan at kung may hilahil ay sasaklolohan;
Aking ililigtas at ang bawat isa ay pararangalan.

Sila'y bibigyan ko't gagantimpalaan ng mahabang buhay,
At nakatitiyak na ang tatamuhin nila'y kaligtasan!"

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** Ang gabi'y di nagdudulot sa akin ng takot sapagkat ako'y nahihimlay sa pagtangkilik ng Diyos.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Pahayag 22:4-5)*

Makikita nila ang kanyang mukha, at masusulat sa kanilang noo ang kanyang pangalan. Doo'y walang gabi, at hindi na sila mangangailangan ng mga ilawan o ng liwanag ng araw, pagkat ang Panginoong Diyos ang magiging ilaw nila, at maghahari sila magpakailanman.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**ipinagdiwang namin ngayon**
**ang misteryo ng pagbangon ni Kristo**
**sa isang bagong buhay.**
**Makapahinga nawa kami sa iyong kapayapaan,**
**na ligtas sa lahat ng sa ami'y maaaring magpahamak**
**at bumangon muli kaming masigla at puno ng galak**
**upang purihin ka sa buong maghapon at magdamag.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.